# LIBRENG MGA PAG-AARAL SA KPC CENTER

## ARABIC & KUWAITI DIALECT

For Men, every Thursday, 7:00-8:00pm, Friday 2:30-4:00pm

For Women, every Friday, 9:30-11:00am

## BASIC MASSAGE THERAPHY SEMINAR

For Women Only

Every Friday, 8:00-9:30am

## READING QUR'AN WITH TAJWEED

For Men, every Thursday, 6:00 to 8:00pm

For Women, every Thursday & Friday, 5:00 to 8:00pm

## FOR REGISTRATION, CALL KPCCENTER

Tel. 24712574 ext. 111 (women), 102 (men)



المركز الكويتي الفلبيني الثقافي

Kuwait Philippine Cultural Center

**PAG-USAPAN PO NATIN!**

Chief Patron
Mohammad Ismail Al-Ansari
Editor
Ullessis Ahmad Yusuf Abaya, Sr.
Review and Approval Committee
Ust. Marouf Baraguir Ali
Ust. Muslimin Palami Bhiruar
Bro. Muhammad F. Sumaway
Bro. Ahmad Yusuf U. Abaya
Usta. Halima Mantawil
Designer
Nader Bellal
PUBLISHED BY
KPCCCenter
Farwaniya, Block 1
Street 74 corner Street 72
Building 12, Floor 8
Phone (965) 24712574
Fax (965) 24712574 (102)
Hotline: 97802777
www.kpccenter.com
Email: pagusapan@gmail.com

Khalid Abdullah Al-Sabea
General Director
Shk. Abdulhadie Gumander
Executive Director
Ust. Marouf Baraguir Ali
Assistant Executive Director
Men Section
Usta. Halima Mantawil
Assistant Executive Director
Women Section







*Ang Pag-usapan Po Natin! Filipino Magazine ay ang monthly publication ng KPCCenter. Ang Kuwait Philippine Cultural Center ay isang kalipunan, isang kongregasyon, at isang center kung saan nagtatagpo ang mga layunin para sa kaunlaran sa pamamagitan ng pakikipag-ugnayan sa mga Filipino sa Kuwait, ano man ang kanilang relihiyon, tribo, at kasarian. Ang layunin nito ay upang makapagtatag ng isang sentrong pangkultura at pang-edukasyon upang tangkilikin ang lahat ng maiinam na kultura at mga anyo ng edukasyon. Ang KPCCenter ay bumabatay sa mga katuruan, mga kahalagahan, at mga kaugaliang pang-Islam. Ito rin ay nakikipagkasundo, at lahat ng mga gawain nito ay sa pamamaraang tuwiran at katamtamang pakikitungo, na nag-aanyaya sa lahat ng mga relihiyon at mga sektor upang sama-samang makapagtatag ng bukas na mga talakayan tungkol sa lahat ng aspeto ng pamumuhay.*

*Ang mga nilalaman, pananaw at mga opinyong nailathala sa magazine na ito ay di kailangang kumatawan ng KPCCenter, kahit pa ito ay isinulat ng isang empleyado nito. Ang lahat ng pagsisikap ay ginagawa upang maiwasan ang pagkakamali sa mga impormasyong nilalalaman ng mga artikulo, ngunit, walang pananagutan kahit anuman ang maaaring ipagpalagay sa magazine na ito o sa tagapaglathala nito, ang KPCCenter.*

*Para sa mga komento at mga katanungan, magpadala ng e-mail sa:*

**pagusapan@gmail.com**

| ADVERTISING RATES | Original Rates KD | 6 Months 20% Discount | Yearly 30% Discount KD | |
|---|---|---|---|---|
| Regular Full Page | 100 | 80 | 70 | 840 |
| Half Page | 50 | 40 | 35 | 420 |
| Quarter Page | 25 | 20 | 17.5 | 210 |
| Inside Front Cover Full Page | 150 | 120 | 105 | 1,260 |
| Inside Back Cover Full Page | 150 | 120 | 105 | 1,260 |
| Back Cover Full Page | 200 | 160 | 140 | 1,680 |
| Center Spread Pages | 200 | 160 | 140 | 1,680 |
| For more information, call 24712574 ext. 109 | | | | |


3 SAKRIPISYO - ANO BA ITO? التضحية ماهي
4 PAANO ANG MAGSAKRIPISYO? كيفيه التضحية
5 TANONG AT SAGOT سؤال وجواب
6 MAKI-ALAM! Impluwensya ng Pinoy sa Kuwait تأثير الفلبين في الكويت
8 PAG-ARALAN ANG ARABIK: Lesson 11 تعلم اللغة العربية
9 ANG ARAW NG DAIGDIG (EARTH DAY) اليوم العالمي
10 MINDANAO: TUKLASIN NATIN ميندناو
11 AKO IN TUMAGNA (Ako Ang Simula) أنا البداية
14 BISAYA لغة بيسايا
16 BASA A MORO لغة مورو
19 ISYUNG PANGKALUSUGAN الصحة
20 UPANG TAYO'Y MAGTAWANAN لنضحك!

# Editoryal

Ullessis Ahmad Yusuf Abaya, Sr.

Paminsan-minsan gusto kong ibahagi ang ilang mga kwento na nakarating sa aming tanggapan mula sa aming mga mambabasa. Minsan ito ay tungkol sa buhay nating mga OFW, tungkol sa isang matapat na asawa, o ng isang mabuting anak. Minsan ito'y mga salita lamang na maaaring makapagbibigay sa ating pag-asa, pampalakas ng loob para sa atin. Anuman ang kuwento ay may dulot na paalaala na ang ating mga pakikibaka ay hindi kailanman mai-panalo nang walang sakripisyo. Para sa iba, ang sakripisyo ay nangangahulugan ng pagbitiw sa mga bagay na minimithi. Para sa iba, ito ay pagbibigay ng kanilang mga panahon upang makatulong. Para sa mga may angking talino sa larangan ng panitikan, ang kanilang mga kontribusyon ay maaaring pagsulat o pagbabahagi ng mga mensaheng pamukas-sigla sa harap ng mga tagapakinig.

Sa ano mang paraan tayo tutulong, ating ginagamit ang ating mga talento, ang ating mga kakayahan, ang ating panahon. Ginagawa natin ang mga ito ng paunti-unti, dahan-dahan, hindi biglaan. At kung lahat tayo ay magkaka-isa at sabay-sabay sa ngalan ng sakripisyo, ang ating mga pagsisikap upang maabot ang kahit anong layunin ay magiging mas magaan. Sa ganitong paraan nauunawaan natin na mayroong mga bagay na mas mahalaga pa kaysa sa kung ano ang ginugusto natin. Ano ang humahadlang sa mga tao upang baguhin ang kanilang buhay? Ang pagsasakripisyo. Ang mga tao ay ayaw magsakripisyo ng oras o panahon, pera, at iba pa, upang gumawa ng aksiyon tungo sa pagbabago. Maririnig mo ang mga tao na nagnanais at nag-uusap tungkol sa pagbabago, ngunit pagdating sa paggawa ng aksyon karamihan ay walang panahon, o naghihintay pa sa tamang panahon. Kailan ba ito darating? Kailanman ay hindi natin malalaman kailan ang perpektong panahon upang simulan ang aksyon upang magbago. Kung ikaw ay hindi nagkaroon ng panahon sa buwang ito at sa tingin mo ay magkaroon ka nito sa susunod na buwan, maaaring hindi ka na kailan man magkakaroon pa. Ito ay isang lumang kaugalian ng marami – ang pagpapaliban. Madalas akong tinatanong kailan ang tamang oras upang magbago at ang lagi kong sagot ay NGAYON NA. Simulan mo na ngayon dahil anumang gulo ang meron ka sa kasalukuyan ay malamang nariyan pa rin bukas, kaya bakit ka pa maghintay? Karamihan din ay hindi alam kung saan magsisimula. Kung ganon magsimula kung saan ka naririyan ngayon, at simulan mo ang mga bagay na ginugusto mo at nais mong gawin. Pagkatapos ay pilitin mong magkaroon ng kaalaman, sanayin mo ang iyong sarili at magdagdag ng iba pang mga pamamaraan upang mai-angat mo ang iyong sarili sa loob ng takdang tagal ng panahon. Hindi nito kailangan pa ang maraming kaalaman ngunit ang pagbigay aksyon sa mga bagay na alam mo na ay tutulong sa iyo na makamit ang napakalaking tagumpay, hindi man kaagad ngunit may katiyakan. Sa madaling salita, upang maging matagumpay sa lahat ng iyong mga ninanais, kailangan mong mag-sakripisyo. Gumawa ng aksiyon ngayon upang baguhin ang iyong buhay at huwag nang ipagpaliban pa. Bukas ay maaaring hindi ang tamang oras, at walang nakakaalam kung bukas ay nandirito pa rin tayo.

# SAKRIPISYO ANO ITO



*Sa isang mas malawak na pang-unawa, ang 'sakripisyo' ay nangangahulugan ng pagsuko at pagbitiw sa mga bagay-bagay na mahalaga o ninanais. Ang mga bagay-bagay na yaon ay tulad ng oras, kayamanan, kabuhayan, damdamin, pag-uugali, opinyon at adhikain. Ang mga ito ay ating tinalikuran para sa kapakanan ng isang bagay na mas kailangan, mas karapat-dapat o higit na mahalaga. Dapat tandaan, na sa una pa lang, ang pinaka-ugat sa salitang sakripisyo ay nangangahulugan ng pagkatay ng mga hayop o tao bilang handog sa Diyos. Ito ay nangangahulugan ng pagbigay at pagsuko sa Diyos ng ilang mahalagang pag-aari.*

*Ang sakripisyo ay ang esensya sa buhay ng mga mahusay at matagumpay, ngunit ordinaryong mga tao. Kung wala ito, ang buhay ay di mapayapa, walang pagkakaisa at pakikipagtulungan, puno ng sigalot at alitan. Ang ganitong uri ng buhay ay magdudulot ng pagkamakasarili, pagkamainggitin, at agarang pagbigay-kasiyahan ng mga hinahangad. Bukod dito, walang pamilya o komunidad ang iiral at makamit ang pagkakaisa at lakas kung walang sakripisyo mula sa mga kasapi nito. Dagdag dito, walang pagpupunyagi ng tao na maaaring magtagumpay upang maabot ang layunin nito maliban kung ang isa ay handang magsakripisyo sa mga bagay-bagay na minamahal o ninanais.*

*Kung ano man ang totoo sa ordinaryong buhay ng tao at mga pagpupunyagi nito, kung anuman ang kanyang likas na katangian o kahalagahan, tiyak na mas totoo ito sa isang buhay na may maka-Diyos na debosyon. Sapagkat ito ay nangangahulugan ng pagsuko ng iyong buong pagkatao sa Diyos, hindi lamang sa iilang mga pag-aari. Kung tutuosin ito na ang pinaka-mataas na antas ng pagsasakripisyo. Ito ay magtatakda para sa isang pakikibaka na walang humpay na ilulusad, sa loob at sa labas ng ating pagkatao, hanggang sa ito ay magiging isang buhay na katotohanan.*

*Sakripisyo ang pagkain sa binhi ng pananampalataya. Ito dapat ang palaging kasama upang ang landas ng pakikibaka ay maaaring tahakin. Ito ay isa sa mga susi na kapag wala ito ang saradong mga pinto ay hindi mabubuksan. Ito ay totoo kahit na ang landas na kinuha ay pang-personal man, na mayroong hangaring maabot ang mas mataas na antas ng espirituwal at moral, o para sa lipunan, na ang hangarin ay upang hubugin ang isang buhay at isang lipunan tungo sa debosyong maka-Diyos. At ito ay tunay at wagas, kapag ang dalawang mga landas na ito sa mas nanaising magsanib ng sabay-sabay. Sapagka para sa mga dakilang layunin ng buhay at mga landas na mahihirap, mas malaki ang pangangailangan ng sakripisyo. (UAYA)*



# PAANO ANG MAGSAKRIPISYO

*Ang sakripisyo ay maging isang sakripisyo lamang kapag ibigay mo ang isang bagay na iyong iniibig, pinapahalagahan o ninanais. Maaari mo lamang itong ibigay kapalit ng mga bagay na mas mahalaga para sa iyo, mga bagay na higit mong iniibig at ninanais. Anuman ang panlabas na anyo nito - oras, yaman, buhay, kagustuhan, kuro-kuro – ang tunay mong isinasakripisyo ay hindi ang anyo, kundi ang pag-ibig at ang halaga na kalakip dito.*

*Kung susundin mo ang isang maka-Diyos na debosyon, ikaw ay maging mas handa at kusang loob na maghandog ng isang sakripisyo sa Maykapal habang ang iyong pag-ibig para sa Kanya at sa Kanyang mga gantimpala ay magkakaroon ng karagdagang lalim, bugso at lakas, at habang ang tingin mo sa mga bagay sa iyong isasakripisyo ay lalong lumiliit at wala ng halaga.*

*Makikita natin na ang pag-ibig ang ugat ng lahat ng bagay. Maaari mong mapagtanto kung ano ang mas higit mong kailangan upang makatulong sa iyo na magkaroon ng lakas ng loob para makapaghandog.*

*Sa ganoong pag-ibig lamang na ang sakripisyo ay magiging bugso ng kalooban, sa halip na mananatiling isang mosyon ng pagsunod sa isang panlabas na panghihikayat. Pagkatapos nito ay makuha mo ang tunay na galak at kasiyahan sa pagtupad ng mga hinihingi ng pananampalataya.*

*Tandaan lagi na may dalawang uri ng pananampalataya. Ang isa ay nananatili sa ating mga labi at iyon ay ang pananampalatayang naging pabigat para sa atin. May isa pang uri ng pananampalataya na tagos sa puso, kung saan ito ay nagiging kasiyahan, ikinakatuwa, at ikinagagalak. Kapag ikaw ay may ganitong uri ng pananampalataya, pagdating ng panahon na ikaw ay kinakailangang magbigay ng iyong sakripisyo, sa oras, pera, buhay, opinyon, at iba pa, gagawin mo ito na bukal sa iyong kalooban at may kasamang saya.*

*Ngunit dapat maging malinaw para sa iyo, na kahit anong bagay na iyong isinasakripisyo, hindi mo ito ibigay sa mga tao, sa mga organisasyon, o kahit kanino man. Binigay mo ang lahat ng mga ito sa inyong sarili. Sapagkat sa oras na ikaw ay nagbibigay at nagkaroon ka ng kasiyahan, tuwa, at galak sa iyong ginagawa, walang ibang nakikinabang sa mga ito maliban sa iyong sarili mismo. Ikaw ba ay mapapagod sa pagbibigay ng paulit-ulit para sa iyong sarili?*

*Kung gayon, ito ba ay pagkamakasarili? Hindi. Sapagkat ito lamang ay nangangahulugan na tayo ay naniniwala na ang ating tunay na kasaganaan at tagumpay ay nakasalalay sa ating pagpapasakop sa kalooban ng Maykapal. Sa pamamagitan ng sakripisyo ating pinasikapang maabot ang mas mainam at mas mabuting uri ng buhay ngayon habang hinahangad natin ang isang matagumpay na buhay na walang hanggan sa hinaharap.*

*Samakatuwid tayo ay dapat magpasalamat dahil ibinigay sa atin ang pagkakataon na makapagsakripisyo. Subalit kung ang ating ibinibigay ay para sa iba pang kadahilanan, magiging lubhang mahirap para sa atin ang magbigay ng mas malaki pang sakripisyo, o patuloy na gumagawa nito sa ilalim ng ano mang katayuan o kalagayan. Dapat ang ating mga hangarin ay likas at ang espiritu ng sakripisyo ay hango sa kaibuturan ng ating mga puso. Ito ang sakripisyong tunay at wagas. (UAYA)*




*Mga sagot ni Skh. Abdulhadie Gumander na itinala ni Bro. Abdullah Tabing*

# Tanong At Sagot

# Anu-ano ang mga tungkuling iniatas sa bawat tao?

*Mga kapatid, bawa't isa sa sambayanan ay may karapatan, at siya'y binigyan ng mga tungkulin. Sa maikling salita, ang mga karapatang itinakda sa bawa't isa ay apat:*
*1) Ang karapatan ng Allah.*
*2) Ang pansariling karapatan ng tao.*
*3) Ang karapatan ng kapwa tao.*
*4) Ang karapatan ng mga nilikha, at ang lahat na nasa kamay ng tao na pinahihintulutang gamitin o pagyamanin.*
*Isang tungkulin ng bawa't tunay na Muslim na malaman ang apat na karapatang ito - at tupdin nang matapat at mataimtim. Ang Shari'ah ay isa-isang binigyan ng maliwanag na kahulugan ang apat na karapatang ito, at itinuro sa tao ang mga pamamaraan upang tupdin ang mga ito sa layuning isa man sa kanila'y hindi makaligtaan ayon sa kakayahan ng tao.*

## Ang mga Karapatan ng Allah

*Ang pang-una sa mga karapatan ng Allah ay paniniwala sa Kanya bilang tanging tunay na Diyos na may tanging karapatan sa pagsamba. Na huwag magtambal sa Kanya o magkaroon ng ibang diyos o panginoon bukod pa sa Kanya. Ang karapatang ito ay maaaring tupdin sa paniniwala sa Kalimah na nangangahulugang: La Ilaha Illallaah (Walang tunay na diyos na dapat pag-ukulan ng pagsamba maliban sa Allah) katulad ng naipaliwanag sa mga unang pahina.*
*Ang pangalawa sa mga karapatan ng Allah ay ganap na pagsuko sa katotohanan at patnubay na nagmula sa Kanya sa pamamagitan ng pagsunod sa Kanyang Sugo (SAW). Ito ang kahulugan ng Muhammadan Rasul-lullaah (Muhammad ay Sugo ng Allah), ang panga-lawang pagpapahayag ng pananampalataya.*
*Ang pangatlo sa mga karapatan ng Allah ay pagsunod sa Kanya sa pamamagitan ng pagtupad sa Kanyang mga batas na malinaw na nakasaad sa Kanyang Aklat, at ipinaliwanag ng Sunnah (mga winika, ginawa at pinahintulutan) ng Sugo ng Allah (SAW).*
*Ang pang-apat sa mga karapatan ng Allah ay pagtupad ng tao sa mga naturang tungkulin na iniatas ng Allah sa kanya. Ang bawa't isa ay dapat isakripisyo ang sarili at maging ang karapatan ng kanyang kapwa tao para sa karapatang ito. Halimbawa, kapag ang isang Muslim ay nag-aalay ng pagdarasal o pag-aayuno, siya ay katunayang nagsasakripisyo nang marami sa kanyang pangangailangan. Gigising siya nang maaga sa umaga upang magsagawa ng ablusiyon (wudhu) para sa bukang-liwayway na pagdarasal. Kanyang iniiwan ang marami sa kanyang mahahalagang trabaho, maraming ulit sa loob ng maghapon at magdamag, upang tupdin lamang ang kanyang pagdarasal. Pinipigil ang sariling kumain o uminom upang mag-ayuno sa buong buwan ng Ramadan. Ang Muslim ay unang binibigyan ng halaga ang pagmamahal sa Allah kaysa sa pagmamahal sa kayamanan sa tuwing siya'y magbibigay ng Zakat. Tinitiis niya ang kahirapan ng paglalakbay at iniiwan ang mahal sa buhay at negosyo, at gumugugol mula sa kanyang yaman upang magsagawa ng Hajj. Isinasakripisyo din ang kanyang kayamanan at buhay sa Jihad para sa landas ng Allah lamang. Bukod pa rito, isinasakripisyo ng Muslim ang marami sa kanyang yaman, (halimbawa - sa pag-aalay ng hayop at gayundin ang paggugol sa kawanggawa.)*
*Sa kabilang dako, nagtakda ang Allah ng mga hang- ganan sa pagsagawa ng Kanyang karapatan upang hindi mabigatan ang Kanyang mga alipin. Bilang halimbawa ang pagdarasal, hindi nagbibigay ng hirap ang Allah sa pagsagawa nito ng Kanyang alipin. Kung walang tubig o kung ang tao ay may sakit, maaari siyang magsagawa ng Tayammum (ang paggamit ng malinis na lupa o buhangin sa pagpapakadalisay bago magsagawa ng Salaah). Maaaring paikliin ang ilan sa mga itinakdang pagdarasal kapag naglalakbay. Kapag ang tao ay may sakit, maaari siyang magdasal nang nakaupo o nakahiga. Ang pagbabasa ng mga talata o kabanata sa Qur'an ay hindi kinakailangan maging mahaba. Kung hindi nagmamadali, maaari siyang magbasa ng mahahabang kabanata tulad ng Al-Bakarah, Al-Imran, An-Nisa o alin pa man. Hindi pinahihintulutan sa Imam na namumuno sa pagdarasal na pahabain ang pagdarasal sa pagbasa ng mahahabang kabanata sapagka't may mga may sakit o mahihina ang katawan na dapat isaalang-alang.*
*Mahal ng Allah ang Kanyang mga aliping nagsasagawa ng karagdagang pagdarasal pagkatapos ng itinakdang dasal, subali't hindi sa puntong pagkaitan sila ng tulog at pahinga o paglisan sa hanapbuhay, ni hindi dumating sa puntong mapapabayaan ang sariling karapatan o ng karapatan ng ibang alipin ng Allah.*
*Maraming salamat...*

*Para sa nais magtanong, mag-email sa: joselitotabing@gmail.com*

KUWAIT

Maki-ALAM!

Ni Joshua Yusuf Barbas

# Impluwensya ng Pinoy sa Kuwait



*Kadalasan ang mga Kababayang Pilipino dito sa Kuwait ay isa sa kinagigiliwang lahi at hinahangaan ang pag-uugali dahil sa pinamamalas nito ang mga aspeto ng pagsasalita, pakikisalamuha at pakikipagkapwa-tao sa iba. Minsan din naman ito ay kinagigiliwan sa angking ugaling masayahin, pala-kwento at may angking galing na madaling matutunan ang isang bagay. 'Di papahuli sa kaalaman, at mga pagtuklas na pagbabago sa mundo. May bukas na kaisipan para magbahagi at makipagsabayan ng husay at talento sa anumang larangan, mapa-pisikal o mental na mga kagalingan. Ang Pinoy ay talagang 'di papahuli.*

*Pero teka, naisip na rin ba natin kung ang lifestyle ng Pinoy ang dala-dala at nagiging kaugalian pagdating dito sa Middle East. Siya ba'y nagiging instrumento para maka-impluwensya din sa iba nating mga kabayan at ibang lahi din dito na matatagal na o mga nauna nang naninirahan sa mayamang bansang ito, na ngayon ay mainit na at maalikabok pa. Sagana sa kaalaman at galing ang Pinoy, 'yan ang isa sa dahilan na iba ang turing ng mga Arabo sa atin, kumpara sa ibang lahi. Lenggwahe ay natutunan agad – kahit pa Arabic carabao (mali-maling grammar). Maluho at sumasabay sa mga uso – kahit madalas sinisingil na ng mga kautangan tuwing sahuran. Mapaghanap ng adventure at kasiyahan - kaya party goers at night life ang gusto, mabisyong buhay at madalas puyat - kaya kinabukasan nang unang araw ng trabaho, - 'Taxi na lang ako! Late na ako, 'di lang late sa gayak, pagdating sa trabaho masungit na ang Amo. Madalas na alibi o excuses nag-happy-happy kasi kagabi - pero wa-epek na palusot, kilala na ang Pinoy sa ganitong usapin, kaya nauso sa atin ang bansag na Filipino Time! Na 'di on time kundi late madalas. Laging may fax at tawag ang mga company na nagpapautang ng mga electronics, laptop, cars, mobiles at kung anu-ano pa. Kaya naman imbis good performance ang nasa file ng office n'ya ng personal data, may nadagdag pa na mga letter na naghahabol, mga tawag sa opisina na nagtatangkang magkaso at mga legal papers na banned to travel notice. Kasi naman madalas bago ang pantalon, relo, sapatos at mga personal na gamit, biro pa ng iba ang Pinoy may cellphone na Nokia na may plano pang magka-BlackBerry, may PC na sa bahay may laptop pang laging bitbit kahit sa Bakala lang ang punta, MP3, MP4, MP5 at sure inaabangan pa ang susunod na MP, madalas pala-kanta ang mga Pinoy 'di maalis sa sala bukod pa sa Flat screen Plasma ang TV kailangan may DVD at Karaoke player din at mga electronics na kulang na lamang ay mapuno na ng buong sound system ang bahay. In-na-in talaga sa bisyo, happenings, at luho ang mga Pinoy. Madalas laging busy, noon enough na ang mga collection free games sa computer, ngayon 'di ka updated o in sa uso kong 'di kasali na miyembro ng FarmVille Fanatics, kaya naman pag ang inuupahan na Flat ay walang Internet connection, ayon kailangang bumili ng linya. Pumapatol din sa mga on-line games sa Internet na umuubos ng pera sa mga Visa card at salary account. Dati game and watch lang okey na, ngayon may PS2, PS3, Xbox, o Wii Nintendo, pasikatan kung sino mayroon nito.*

*Madalas ito na talaga ang bagong reyalidad na makikitaan natin sa mga Pinoy sa Kuwait. Maraming kinakaabalahan ang mga Kabayan, pero 'di batid na nag-aaksaya na rin naman ng pera at panahon (oras). Ang mga masustansyang pagkain 'di na madalas nailuluto dahil sa sobrang abala sa mga bagay-bagay, fastfood ang kadalasang sagot o kaya catering na lang sa malapit na Ma'taam (restaurant) ang inaasahan, ika 'nga magaling umorder. Pero pagdating sa bayaran. "Ate o Kuya (may-ari ng kainan), na late ang sahod namin eh! Mga next week abot ko ah!" (bayad). Pero ang totoo wala talagang ibabayad naka-sangla sa kautangan ang ATM kasi naka-5-6, patubo business at mga biktima ng kautangan, minsan pa nalilimutan na nga ang pin code ng bank card kasi matagal na sa utangang may interest.*

*Ito ang Pinoy real life sa Kuwait na marami sa mga sitwasyon dito ay namana din sa kaugalian ng mga Arabo, dahil dito may katwiran na – 'walang sinuman ang walang may utang!' mapa-ibang lahi o kabayan man, at maging local Kuwaiti. Sabi pa ng mga Arabong kausap ko, siguro ang wala lang utang dito ay first timer dito sa abroad at sa kasalukuyan bababa pa lang ng Kuwait airport para makipagsapalaran dito bilang Overseas Filipino Workers o OFW. Pero sa totoo lamang nagpunta ang mga Kabayan dito*



ng may baun-baon na mga listahan ng mga bayaring utang at pinang-lakad sa proseso ng mga papeles patungo sa abroad, kautangang naka-tuka kila Nanay at Tatay, garantor ang asawa at anak, at kolateral ang pangakong iniwan, na 'pag nakuha ko ang unang sahod ko sa Kuwait – solve 'yang mga utang ko d'yan sa atin, sa sari-sari store na kapit-bahay natin, kila kumpare at kila kumare na mga pabilin nila bibilhin ko. Magkakabahay na tayo mga anak at may playground pa. Mag-ta-travel tayo Inay at Itay, na umaasa din naman sa mga plano mo na 'wag silang makalimutan hanggang 'di pa humantong sa huling hininga ay makamit ang inaasahang pangako ng anak. Sa aking iniwang asawa, 'wag mag-alala 'di ako magbabago, 2 taon lang ang ilalagi ko dito at sana may kotse na tayo, may maliit na negosyo na pagkakakitaan.

Ito ang kadalasang mga naririnig na mga pangarap at plano ng mga baguhang OFW sa Kuwait. Pero 2 years na makalipas, may mga rebelasyon at pag-aamin na mangyayari, may kinakasama na, bumaba ang sahod niluko daw ng company, madalang nang tumawag sa mga pamilya, lumiliit ang padala na minsan nale-late pa, dumaraing na madalas may sakit at niluko ng employer sa mga benefits bilang trabahador na 'di nasunod ang kontrata, sa katutuhanang kalagayan minsan ay mas naging maluho ng lumaon at magastos ang iba nating Kabayan dito, utang dito, utang doon, may loan na sa bangko at may utang pa sa patubuan dahil para mapunan at maka-pagpundar sa mga pangarap na magkaroon ng sariling bahay at lupa kahit pa after few years may travel banned na dahil nale-late sa pagbayad sa utang, madalas 'di-ma-contact ng asawa sa 'Pinas kung tatawagan dito kasi iba na ang sim card o 2 ang mobile na gamit bukod pa sa roaming line, kasi madalas ito ang pang-receive ng text galing 'Pinas. Sabi mo binata ka, hiwalay ka ba talaga sa asawa mo? Bakit 'di mo ipakita sa akin ang payroll (salary) slip, mo, umamin ka, pangalawa pala akong asawa mo? Pero ang madalas na nagtatalo nito ay magkaparehas din namang may mga asawa sa Pilipinas, sabi lamang separated na pero nagkalabuan lang pala.

Maraming mga kwento at kasaysayan nang maituturing ang mga karanasan ng mga Kabayan dito bilang OFW, ngunit talagang maikli lang ang ating espasyo para mailahad ang lahat kaya ilan at buod lamang ang ating pwedeng bitawan na mga istorya sa kwento natin sa artikulong ito. Impluwensya ng Pinoy sa Kuwait, mahabang salaysayin ito, kung ating hihingian ng kwento ang mga nakakausap natin, marami silang ibabahagi – magandang karanasan, mapait na sinapit, mababait na amo na naging lumaon ay napamahal na tinuring 'di iba, palipat-lipat ng trabaho, at kung anu-ano pang turing sa buhay OFW. Abangan sa susunod na issue ang mga karugtong ng seryeng ito ng mga Impluwensyang Pinoy sa Kuwait. Maraming Salamat!

*Trivia:*
*Kung ang Pilipinas ay hango sa salitang ipinangalan bilang handog kay King Philip II of Spain na 'Felipinas' noong taong 1542 …*
*Ang Kuwait naman ay hango sa salitang 'Koot' o kuwadradong bahay (square house) at noong 17th century ay naging Al Grain o Qarn na ibig sabihin ay burol o mataas na lupa.*
*(Sources: en.wikipedia.org/wiki/Philippines; Old Locations in Kuwait, Ministry of Information)*

# PAG-ARALAN ANG ARABIK

Ni Usta. Halima Mantawil, Asst. Executive Director, Women Section, KPCCenter

## Lesson 11

| *Ang kahulugan sa Tagalog* | *Pagsasaling titik* | *Magkakasama na titik ng salitang Arabik* | *Magkakahiwalay na mga titik ng salitang Arabik* |
|---|---|---|---|
| *Lupa* | *Ardhon* | أَرض | أ رَ ض |
| *Langit* | *Samaaun* | سَمَاءُ | سَ مَ ا ء |
| *Dagat* | *Bahron* | بَحرٌ | بَ ح رٌ |
| *Ilog* | *Nahron* | نَهرٌ | نَ ه رُ |
| *Ulan* | *Mataron* | مَطَرٌ | مَ طَ رٌ |

Mga Katinig
Harakat
Fathah = “a”
halimbawa بَ = Ba
Kasrah= “I”
halimbawa بِ = Bi
Dammah “u”
halimbawa بُ = Bu

Ang Alpabetong Arabik

| | | | | | | | | | |
|---|---|---|---|---|---|---|---|---|---|
| *Raa* ر | *Dhaal* ذ | *Daal* د | *Khaa* خ | *Haa* ح | *Jeem* ج | *Thaa* ث | *Taa* ت | *Baa* ب | *Alif* أ |
| *Faa* ف | *Ghaieen* غ | *Aieen* ع | *Zaa* ظ | *Taa* ط | *Daad* ض | *Saad* ص | *Sheen* ش | *Seen* س | *Zaa* ز |
| | *Yaa* ى | *Yaa* ي | *Haa* ه | *Waaw* و | *Noon* ن | *Meem* م | *Laam* ل | *Kaaf* ك | *Qaaf* ق |

what a wonderfull world

# Ang Araw ng Daigdig

*Ito ay isang taunang pagtalima at pagkilala sa Inang Kalikasan, ang kasalukuyang kondisyon nito at ang maaaring gawin ng mga tao upang mailigtas ito. May dalawang selebrasyon dito—una ay pinasinayaan ni John McConell noong 1969 at ipinagdiriwang tuwing equinox sa buwan ng Marso; at pangalawa, itinatag ni Gaylord Nelson at idinaraos sa iba't ibang panig ng mundo tuwing ika-22 ng Abril.*

*Ang Araw ng Daigdig tuwing Marso (na kadalasan pumapatak ng ika-20) ay ginaganap upang salubungin ang equinox – isang astronomikal na pangyayari kung kailan ang araw ay tumatapat sa celestial equator na sanhi upang maging patas ang haba ng umaga at gabi. Itinururing ito na mahalaga sapagkat ito ang state of equilibrium ng mundo.*

*Ipinagdiriwang din ang Araw ng daigdig tuwing buwan ng Abril batay sa mungkahi ng dating senador ng Amerika at tagapagtaguyod ng kalikasan na si Gaylord Nelson. Noong Abril 22, 1970 ay may mahigit dalawampung milyong katao ang nagsidalo upang masaksihan ang "unang" pagdiriwang ng Earth Day. Para kay Nelson, ang Abril 22 ang pinakamainam na araw upang alalahanin ang daigdig at kalikasan. Dahil ang pangunahin niyang kalahok ay mga mag-aaral, sa petsang ito ay natitiyak niya na libre ang kabataan mula sa kanilang mga pagsusulit.*

*Ang dalawang selebrasyon na ito ay kapwa kumokondena sa pag-aabuso sa kalikasan at nangangarap na magkaroon ng maayos at mas ligtas na kapaligiran. Kaiba sa unang selebrasyon, ang Abril na Araw ng Daigdig ay may nililikom na salapi na magsisilbing pondo sa samu't saring programang kanilang papasinayaan. Hinihikayat din ng nasabing selebrasyon ang lahat ng mag-aaral na buong tapang na labanan ang sanhi ng pagkasira ng kalikasan, gaya ng pakikipaglaban nila upang hindi matuloy ang Digmaang Vietnam.*

*Maraming maaaring gawin upang ipagdiwang ang Araw ng daigdig. Sa simpleng pag-recycle lang ng mga kagamitan ay malaking tulong na sa kalikasan. Idagdag pa ang pagtitipid sa kuryente gaya ng pagtanggal ng pagkakasaksak sa kuryente ng mga kasangkapang hindi naman ginagamit o pagpatay ng ilaw sa silid na walang tao. Ang wastong pagtatapon ng basura, gayun din ang paggamit ng mga bagay na nabubulok (laban sa di nabubulok) ay makakatulong upang mabawasan epekto ng global warming. (Wikifilipino)*



MINDANAO: TUKLASIN NATIN
Ni Ust. Abubaidah Salud Satol
Translator/News Editor
Ministry of Information
Kuwait

# Musika ng mga Moro

*Ang Mindanao ay itinuring ng kasaysayan bilang isang mayamang kalupaan na binalot ng birheng kagubatan, tahimik na kabundukan at maraming talon, monkey eating eagles, maputing dalampasigan at napakagandang tanawin ng paglubog ng araw, makulay na "vintas" na naglalayag sa asul na karagatan, magagandang hitsura ng mga perlas sa malalim na karagatan, na patunay sa kamaharlikahan, sa pamamagitan ng sinaunang kaharian ng mga Sultan sa Pilipinas.*

*Kapag malalim na ang gabi at maliwanag ang buwan, at kapag binuksan ang bintana ay malalanghap ang malamig at sariwang hangin, at maririnig mula sa malayong kanayunan ang tunog ng umaawit na "Gandingan", "Kulintang" at "Agong" na tumatagos sa gitna ng tahimik na gabi. Parang musika na wari'y may ipinararating na pagsinta at panunuyo.*

*Ang isang bihasa sa Kulintang ay itinuturing na artista sa mga sinaunang panahon. Ang tunog ng Kulintang ay may mga kahulugan at dahil dito ay nagkakaintindihan ang mga tao. Minsan ay ginagamit din ito sa pagpapahiwatig ng damdamin o pagliligawan ng mga magsing-irog.*

*May uri ng Kulintang na nagpapahiwatig ng kalungkutan. Ito ang tinatawag na "Sinulog," at may uri na nagpapahiwatig ng galit, pagmamahal o kaligayahan na tinatawag naman na "Binalig." At sa uri na nagbibigay ng kasiyahan at aliw sa mga nanonood ay tinatawag namang "Tinidtu" kung saan ang naglalaro ng Kulintang ay nagpapakita ng gilas at galing sa paggamit ng pamalo o "balu."*

*Sa hilagang bahagi mula sa Cotabato, may isang "Lanao" o malaking lawa na tahanan ng mga Maranaos, kung saan ang alamat ng kanilang kalupaan ay iniuugnay sa Bornay o Borneo. Ang mga Maranao ay naniniwala sa pagka-sagrado ng kanilang lahing pinagmulan dahil ang kanilang kasaysayan ay nag-uugnay sa kanila sa isang di pangkaraniwang ibon na tinatawag na "Sarimanok."*



# Ako In Tumagna

Ni AbdulQadir E. Laja

*Napanood ko sa TV ang concert na tinawag nilang "Ako ang Simula, Himig ng Pagbabago," ginanap last February sa University of Santo Tomas. Libu-libong kabataan ang dumalo at naki-jamming sa mga mahuhusay na banda. Sigawan, palakpakan, sayawan at tawanan. May kantang maingay, may simple lang na may temang pang-kapayapaan, may kanta namang gumigising sa bawat Pilipino, tulad sa lyrics na ito: "Wag nang mahimbing sa sariling mundo, wag nang iwaldas ang dekadang ito," "Ako ang tutupad sa pangakong ito, Ako ang Simula sa pagbabago."*

*Nakiisa rin ang mga scholars, journalists, at mga celebrities sa "Boto mo, Ipatrol mo: Ako ang Simula" na inilunsad ng ABS-CBN, ito ay panawagan sa kilos ng pagbabago. Iisipin daw nating mabuti kung sino ang dapat iboto, at bantayan na rin ang mga boto para sa malinis na Halalan sa Mayo 2010.*

*Pagbabago!! Yan ang sigaw ng karamihan lalo na sa kabataan. Ang iba nama'y nagtatanong ano daw ang babaguhin? Ano ang aayusin (sa lipunan)? Sagot naman ng matatanda, dahil daw sa kasalukuyang kalagayan ng pulitika sa ating bansa, kung saan ay naging sistema na ang corruption ng ilan sa pamahalaan, dahil dito, tayo ay naghihirap. Hindi nabibigyan ng pansin ang panganga-ilangan ng mahihirap. Dapat sanang ayusin at pag-usapan ang mga bagay na hindi pa napagkakasunduan, upang ang lahat ay masaya.*

*Karagdagan pa sa mga ito, pagsusumikap at gabay ng nasa "itaas" ang kailangan upang gumanda ang ating pamumuhay. Bawat isa sa atin ay sisimulan ang pagbabago, pagbabagong moralidad at ekonomiya. Kaya, Ikaw at Ako ang Simula ("Ako in Tumagna" sa wikang Tausug) ng pagbabago.*

*Kahit ang Diyos na Mahabagin ay hindi Niya babaguhin ang ating kalagayan, kung hindi natin pagsikapan ang pagbabago sa ating mga sarili. May sinasabi ang huling Kapahayagan (Koran 13:11) tungkol sa mga bagay na ito. "Katotohanan! Hindi babaguhin ng Diyos ang kalagayan ng isang pamayanan hanggang hindi nila binabago ang kanilang sarili tungo sa kabutihan."*

# Bisaya

## Compostella Valley Province (COMVAL)

*Ni Sister Sarah Mailyn Rodriguez*

*Ang Compostela gikuha sa pinulungang Kinatsila "CAMPO DE CASTILA" nga nagpasabot kampo sa mga sundalong Kastila. Kini original nga gipoy-an sa mga Mandaya ug gisundan sa mga langyaw gikan sa ka-Bisay-an ug ubang bahin sa Luzon. Wala madugay namugna ang Compostela niadtong June 1957. Ang unang mayor dinhi si Pio Galenzoga. Sukad namugna, kini nahimong nagmalambu-on nga munisipalidad ug nagpadayon sa pag-uswag ilawom sa hiaging Mayor si Reynaldo Q. Castillo.*

*Ang Compostela Valley Province ang ika-tulo sa pinakabag-o nga probinsiya nga naaprobahan sa gobyerno sa Pilipinas. Nahimo kining Probinsiya niadtong January 1998, nasakop kini sa Davao Region. Gitawag kini ug COMVAL. Ang capital sa Compostela Valley mao ang Nabunturan. Ang utlanan sa probinsiya mao ang Davao del Norte, Agusan del Sur, ug Davao Oriental. Ang unang Governador nga ninglingkod dinhi mao si Atty. Jose Caballero.*

*Kasagaran ang mga ningpuyo sa ComVal mga dagsa gikan sa Cebu, mga Waray ug sa lain pang bahin sa ka-Bisay-an. Ang mga lumad aning probinsiyaha gilangkuban sa mga Mansaka, Mandaya, Dibabawons, Mangguangan ug Aeta nga gisakupan sa Talaingod, Langilan, ug Matigsalug. Si Arnel Bajo ang malampusong namalipod sa mga kabos ilabina sa mga Mandaya. Hingbarog siya laban kanila hangtud sa iyang kamatayon. Ang nangunang panginabuhi dinhi mao ang pang-uma sa humay, lubi ug saging. Ang ubang lumulupyo adunay kaugalingong mga fishponds, nag-alima ug mga isda sama sa tilapia, bangus ug uban pa. Kining dapita usab datu sa bulawan.*

*Mga tourist attraction niining dapita ang Tagbibinta Falls, Mt. Candalaga Peak, Haven's Peak, Kanlawig Hot Spring, Mainit Hot Spring, San Vicente Caves, Manurigao Falls, White Peak, Kubilan Cave, Octagon Park, Mt. Diwata Mining, Aguacan Inland Resort, Andap Inland Resort, Tuyuzo Inland Resort, Pantukan Beach Resorts & Hotels, Manaklay Beach Park & Resort, Beach View Resort, Bern Berioso Beach Resort, ug daghan pa.*

*Gisaulog ang Simballay Festival (Nabunturan) ug Diwanag Festival (Montevista) matag December, AniBina Bulawanon Festival sa March, Buganihan Festival, ug Kaimunan Festival sa June, Kariyawan Festival (Monkayo) sa September, ug ang Pyagsawitan Festival (Maragusan) matag November inubanan sa ilang Indak-indak sa Kadalanan.*
*Ang Compostella Valley mao ang location sa pelikula nga nag-ulohan "I Come with the Rain," starring Hollywood star Josh Hartnett.*



# BINISAYA-SINUGBUANON NGA BATADILA (Visayan-Cebuano Grammar) Part 2

*Pasignunot sa DepEd Order No. 74 nga nagmando sa paggamit na sa inahang dila (mother tongue) isip medyum sa pagtudlo diha sa publikong mga tulunghaan nga pagasugdan pag-implementar karong sunod tingbukas-sa-klase (Hunyo 2010), among gidalit kining maong serye. Sinulat ug bunga sa makuting pagtuon ni Atty. Cesar P. Kilaton, Jr., Tsirman, Dagang Foundation, Inc. ug Tagtukod nga sakop, Akademiyang Bisaya. Gisugdan sa Oktubre 7, 2009 nga gula sa Bisaya Magazine*

*Ang mga pinulongan sa tibuok kalibotan gibanabana nga mokabat og lima ka libo (5,000). Kining tanan, sumala sa "Ang Dila Natong Binisaya", p. 1, ni Mons. Manuel Yap, nabahin ngadto sa tulo ka matang: isolating, agglutinative, ug inflective kun mabinugtongon, matapoon, ug malubayon, sa pangiyahay.*

*Sa isolating kun mabinugtongon nga matang, ang pulong magpabilin nga dili mausab ang ludlis bisan sa paggamit niini ngadto sa nagkalainlaing bahin sa pamulong. Kini ang matang sa pinulongan sa Vietnam, Tsina, ubp.*

*Ang agglutinative kun matapoon nagagamit og mga iglalanggikit sa tuyo pagpasabot sa kahulogan. Ang pulong nga linanggikitan tataw nga maila nga adunay gidugtong o gitapo sa ining gambalay. Niini nahasakop ang mga pinulongan sa Hapon, Monggolya, Unggarya, Turkiya, ubp. lakip na ang Binisaya-Sinugbuanon.*

*Sa inflective kun malubayon, ang pulong matuki ug mahukngay ngadto sa nagkadaiyang sangkap nga nagpadayag sa nagkalainlaing kahulogan. Ang mga pinulongan nga karaang Griyego, Latin, ug Sanskrit giingon nga mga pananglitan sa maong matang. Nalakip usab niini ang mga pinulongan nga Kinatsila, Pranses, ug Iningles.*

*Sa ikanapulog siyam nga siglo, ang paghagpat o pagpinig sa naasoyng mga matang giisip nga panginahanglan alang paglambo sa pinulongan. Gani, giingon nga ang mabinugtongon (isolating) nga matang ing labing karaan sa tanang pinulongan, ang matapoon (agglutinative) ing kalamboan sa mabinugtongon, ug ang malubayon (inflective) maoy miuswag pag-ayo (New Webster's Dictionary in the English Language, 1995 International Edition, p. xix).*

*Bisan pa niini, ang Binisayang pinulongan, ilabi na ang Sinugbuanon, nagalangkob sa nagkalainlaing pinulongan sama sa Sanskrit, Javanes, Malayo, Arabigo, Kinatsila, Iningles, ubp.*

*Sa sayong panahon, ang Pilipinas nahabuyo sa kultura sa Indiya pinaagi sa Indo-Tsina, amihanang dapit sa Java ug Habagatang Celebes, diin naugmad pag-ayo ang pinulongang Sanskrit. Sa ikanapulog usa nga siglo, ang gahom sa imperyo ni Sri-Vishaya nga nagsukad sa Sumatra midangat sa Pilipinas. Tapos sa duha ka siglo, ang imperyo ni Majapahit mipukan sa imperyo ni Sri-Vishaya, ug gumikan niini ang kultura sa nahiunang imperyo midangat sa Pilipinas pinaagi sa Malayo ug sa Java, ug nabatyagan ilabi na didto sa Sulu ug sa Manila (Trosdal, Cebuano-English, Dictionary, p. xxxiv).*

*Duna pay sumpay, ayaw pakyasa ang sunod nga mga gula.*

*(Source: Bisaya Magazine. Mag-80 ka tuig nang nagtudlo sa pagmahal sa pagbasa, sa kahibalo, ug sa atong pagka Bisaya. )*



# BASA A MORO



*Inisulat ni Ust.Marouf Baraguir Ali*
*Da'iyah & Social Researcher*
*Asst. Executive Director, Men Section, KPCCenter*

*So Hadis a ikasapulo*

*10- nakabpon kani ama ni Hurayra a naliliniyan sekanin no Allah pidtalo nin : pidtalo no sinugo no Allah ( rasoolollah ) a nanget salkanin so limo nando sagiahatra : ( sabensabenal so Allah na soti, di pedtalima yabo ditabya na soti , nando sabensabenal so Allah na inisugo nin kano mga mga paritiaya so enggagaysa a inisugo nin kano mga sinugo ( mga nabi ) sa yanin pidtalo : ( o sekano a mga sinugo kankanu kano mga soti ( mapia pegken ) endo enggalbek kano sa mga mapia ) suratol muuminon ayat 51 , nando pidtalo pan no Allah ( o sekano anan a mga paritiaya kankanu kano mga mapia a inirizki nami salkano ) suratul baqarah ayat 172 , mauli na nilabit no nabi so isa a mama a limalakaw sa mawatan a nangatepungan den na libobok so bok nin a ipebpulo nin so lima nin sa langit sa pangeningeni o kadnan ko , o kadnan ko , na so pegken nin na haram , endo so paginemen nin na haram , endo naguyag uyag sa haram na panon den I katalima sa mayto ba ).*

*Napanudtol ni Muslim*

*So mga pangagi nando balaguna a nakua kano nan a Hadis :*

*1. Sabensabenal so Allah na soti , dinin pedtaliman so mga kadtalo endo galbek yabo tabya na amayka soti.*

*2. Sabensabenal so mga nabi na ulipen no Allah a pedsugon nin silan sa kanggalbek sa mapia nando kakan kano mga mapia rizki no Allah.*

*3. Maito bon mambo a pedsugen no Allah so mga paritiaya salkanin sa kanggalbek sa mapia nando kakan kano mga mapia.*

*4. So kalalakaw na kadsabapan a italima no Allah kano pangeni no taw.*

*5. So kapulo kano lima kano timpo a kapangeningeni sa Allah na kadsabapan a katalima no Allah kano pangeni no taw.*

*6. So kakan kano mga haram nando kainem kano mga haram nando kapaguyag uyag sa haram na kadsabapan a di katalima kano pangeni no taw.*

# SO KAMBETADAN NO BABAY SA ISLAM

*Ni Usta. Pahima Guiabal*
*Da'iyah & Cultural Field Worker, KPCCenter Women Section*

*So Shaytan na yanin den pembantayan sa magabi mapita na panon i kapakasibay no manga tupo no Adam a pamaratiyaya kano Allah labi den sekitano banya a mga babay ka madakel so lalan a pagukitan no Shaytan. Aden anya a kadtalo no Shaytan a namurkan no Allah, so niya ba na nalabit siya kano Qur-ân:*

*((ولأمرنهم فليغيرن خلق الله))*

*Ya ma'na no niya ba a promise o Shaytan na: ((Endo sugon ko den silan sa pamangalinen nilan den so manga kinapangaden no Allah)). Na ya banya kapanalin kano kinapangaden no Allah na o siya sa kapagagama na aden anto na sambiyan den no taw so agama nin sa yanin den unutan na so agama no saruwang a taw, aden pan anto na so haram na baloy nin den a halal endo so halal na baloy nin den a haram, ped a nalabit no manga Mufassiroon na so kapanago sa tattoo… sabap lo na upama ka ilayn tano sa mapya na madakel den kano manga kaadatan no silan anya manga sakakayo a dili tano kazuliman na kailingan tano silan magizan i siya sa kambabalegkasan atawka siya sa kadtatanusan a pakaliyo kano guris no kabpagagama tano labi labaw siya sa liyo na enged. So Shaytan na madakel i ukit na amayngka ya tano unutan na duwan-duwan tano den sa aya kadtalo no Allah:*

*((ومن يتخذ الشيطان وليا من دون الله فقد خسر خسرانا مبينا)) النساء/119.*

*((Saden sa taw a kuwan nin so Shaytan a panarigan (yanin unutan) a salakaw kano Allah na sangat den a nalugi sa kalugi a mapayag)).*

*Manga suled nami a manga babay! Nginto katademan tano bon so manga lukes tano? Si ina si ama tano katademan tano bon silan? Madakel den salkitano i naawan a lukes so ped na dala den ama endo ina nin, na nginto katademan tano bon so timpo a manawt tano pan? Initakas nilan so kinapaguyag salkitano ulanan a senangan silan, marasay a natamanan nilan sa kinapamantiyali para salkitano a manga wata nilan sa apya ngin den i katala nilan a kamarasayan na da nilan bon taligkudi so kabpagagama manawt tano pan na pinapaganad tano den tendong, pinamando tano zambayang, pinambalegkas tano nilan sa mapya kadapengan so manga awrat tano ka tanto a inizengit nilan so manga lawas tano sa maylay no manga mama labi den o manga sakakayo ka tanto a nabensiyan no manga lukes, kagina ka mayto na siya kano dalem o 24-oras na nginto pakasengit bon inya ba kano pamikilan tano atawka dili den ibpananago sa ginawa? Uway kadakelan salkitano na ya nin kina angay siya sa abroad na sabap kano kasimpit a kauyag-uyag sarta na go nin kapamarasan so manga lukes nin kano kinarasay nilan, ngin den into a kapya kahanda kapamaras kano duwambala a lukes a so niya na kazabapan a kapakaludep no taw sa Surga. Ugayd na panon so dala den manga lukes nin aden anto na makaiza nin panon i kapamaras ko kani ina minatay den sekanin? Makapaguguliyang sa yanin mipaguguliyang na o bibiyag bo man si ina na apya ngin i talon nin salaki na paginugutan ko, dili ko den sekanin atuwan, ikalimuko gayd, o bibiyag bo so manga lukes ko na maya maya… manga pagali nami a manga babay, upama ka bibiyag pan si ina isa na si ama tano na pamamakutan tano so limo tano sa kanilan, dili tano diyan-diyangen so manga panutuma nilan salkitano ka uman ni isa salkitano banya na aden manga panutuma lon no manga lukes nin na to den ba i enggumanen tano sa itago tano sa ginawa ipamula tano kano manga pamusungan tano. Upama manem ka minatay den so mga lukes tano na dili tano mawa sa inam o dala tano silan kapamarasi ka saguna banya manga oras na sangat a kanisisita tano nilan a manga wata nilan, yamayto na tademan tano so endaw i manga panduwan nilan salkitano baluyn tano so manga ginawa tano sa barabangsa ya masla na baraagama ka niya ba i mipamaras tano sa kanilan na so kanggulalan kano manga panduwan nilan kano timpo a bibiyag pan silan a makaayon kano agama Islam. Manga suled nami o kaylay tano bo man so kauyag-uyag sa pakuburan na sangat i kapasang kasimpit nin na niya ba i makadtabang tano kano manga lukes tano a minatay na so kazanggila kano langon no manga sangkad o Shaytan a pedsasat salkitano magabi mapita sarta na dili tano lipatanan so Du'a ka uman in Du'a no wata so lukes nin a minatay na kaluwagan manem so lukes.*

*Italos tano bo o miyog so Allah…*



*Ni Ust. Wahibie Tamama*
*Da'iyah & Cultural Field Worker, KPCCenter*
*E-mail: alwahibi@alnajat.com.kw*

*Niya so Sumpat o Mga Bitiyala tano kano naipos a niya a ulan ulan ' so mga suled tano kano islam yanin ma'na so mga bai tano yaden pinaka mapia kanilan na KAPANGINGIZA , pantag ko agama islam, labi labi den so mga suled ami mga babae a siya pamengalbek sa walay dino plipatani so parangay a mapia endo so adat btad o mga tao siya ko peng galbekan enka' kailangan aden sabut enka ron endo tigker a mabager' sarta na katawan enka i ulawla o tao a dadseg rka labi labi den so i salakaw a lahi salakaw i bangsa nin,yaden pinaka mapia kano skitano a mga moro na apia endaw tano makatakna odi na makasangol na tatangiten tano so parangay a mpia, a namba i natagak o sinugo o Allah Taala…Mana so Mohammad (saw) Bali sumpatan tano bo so niya a bitiyala sa mawma niya a Ulan Ulan insa Allah"*

**Itigil ang pagkalat ng mga mikrobyo na nagdudulot ng sakit sa iyo at sa ibang mga tao!**



# Takpan ang iyong Ubo



Takpan ng tisyu ang iyong bibig at ilong kapag umuubo o bumabahing

*o kaya*

umubo o bumahing sa itaas ng iyong mga manggas, hindi sa iyong mga kamay.





Ilagay sa tapunan ng basura ang iyong ginamit na tisyu.



Maaaring ipagamit sa iyo ang maskarang pang-opera upang pro-tektahan ang ibang mga tao.

# Linisin ang iyong mga Kamay

pagkatapos umubo o bumahing.



Hugasan ng sabon at tubig

*o kaya*

linisin ng de-alkohol na panli-nis ng kamay.



# UPANG TAYO'Y MAGTAWANAN

(Kung natawa ka na noon, tawa na ulit ngayon…)



Ni Issa Mohammad Tragua
http://jokesko.blogspot.com
e-mail: jorgetragua@yahoo.com

*Juan: Pare, pinagtawanan ka ng mga tao, baligtad ka magbasa ng magazine.*
*Mario: Ganuon ba? Papano mo naman nalaman na baliktad ang binabasa kong magazine. Eh, parehas tayong Bulag!*
*Juan: Oo nga eh, no! Loko talaga itong mga tumatawa sa atin.*
*(Sender: Joshua Barbas)*

*Titser: What's your name?*
*Student: EarlySeven Strikeland, po.*
*Titser: Fil-Am ka ba?!*
*Student: Hindi po, maam. Yung po ang name ko sa ingles. Sa tagalog po, AGAPITO HAMPASLUPA*

*Man 1: Grabe pare! Nahold-up ako! Muntikan na akong patayin!*
*Man 2: Talaga? Hindi kaba humingi ng tulong sa mga pulis?*
*Man 1: Nag-text nga ako sa police station e.*
*Man 2: Ganun ba? Anon namang reply nila?*
*Man 1: "Hu u?"*

*Erap: I'd like some vitamins for my grandson*
*Clerk: Sir vitamin a b or c*
*Erap: it doesn't matter cause he cant read yet*

*Juan: Nay, galing ng teacher ko!*
*Nanay: Bakit naman?*
*Juan: Tinuruan nya kami ng kagandahang asal.*
*Lola: E di marunong ka nang mag 'po' at 'opo'?*
*Juan: Oo!!!*

*Anak: nay magaling na ako sa math*
*Nanay: sige nga kung bibigyan kita ng 4 na apple at bibigyan ka ng tatay mo ng 3 apple ano ang sagot?*
*Anak : salamat po*

# Mahalagang Mga Numero sa Telepono

EMERGENCY: 112, 1844777
CIVIL ID INFO: 1889988
FIRE BRIGADE: 100, 105
TRAFFIC VIOLATIONS: 198
AMBULANCE:
Central 24722000; Emergency 24765616; Adan 23940660, 23941455; Amiri 22422366; Dai'ya 22510854; Dasman 22419785; Fahaheel 23919089; Faiha'a 22553779; Farwaniya 24883000, 24725149; Jahra 24575448; Mubarak Al-Kabir 25311437; Nuwaisib 23950114; Sabah 24815000; Salmiya 25739011; Shuaiba 23261927
HOSPITALS:
Amiri Casualty 22450005; Al-Sabah 24812000, 24815000; Mubarak Al-Kabir 25312700 to 9; Farwaniya 24883000, 24888000; Adan 23940600; Ibn Sina 24840300; Al-Razi 24846000; Al-Jahra 24575300; Maternity 24848067; Allergy 24849252; Blood Bank 25336538; Burns Centre 24840300; Cancer Control Centre 24849100; Chest Deseases 24838990, 24849400; Drug Control 24837245; Infectious Diseases 24870351; Islamic Medicine Centre 24849000; Military 24729911; Opthalmology 24840300; Psychiatric Centre 24843900; Sulaibikhat Orthopedic 24874240
PRIVATE HOSPITALS:
Ahmadi 23985174; Mowasat 25711533; Dar Al Shifa 22423151; Salam 22533177, 25333254; British Medical Centre 23713100; Royal Hayat Hospital 25360000, 25360536
PRIVATE CLINICS:
International Clinic 25745111; Kuwait Clinic 25739277; Maidan 22450001
POLICE STATIONS:
Abu Halifa 23717656; Ahmadi 23980304; Bayan 25387762; Dasma 22531917; Fahaheel 23912959; Hawalli 22641116; Jabriya 25315855; Jleeb Shoyoukh 24311234; Kaifan 24832839; Qadsiya 22574386; Qurain 25423772; Sabah Al Salem 25517229; Salhiya 22427157; Salmiya 25726950; Sharq 22442466; Shuwaikh 24813726; Surra 25312220; Wafra 23810412;Waha 24557902
IMMIGRATION DEPARTMENT:
Farwaniya 24341770; Hawalli 25712637, 25712635; Jahra 24555600; Ahmadi 23986761;Mubarak Al-Kabir 25415071
EMBASSY:
Phil. Embassy- Jabriya, Kuwait 25329316, 25329317, 25329318; OWWA/POLO 25346507, 25346508
ISLAM PRESENTATION COMMITTEE (IPC):
Al-Mullah Saleh Kuwait 22444117; Salwa 25637900; Sharq 22418934, 22418917; Al-Rawda 22511301, 66944422; Salmiya 25733263, 66944422; Farwaniya-Kheitan 24735626, 99285459; Al-Manggaf 23723002, 99256165; Al-Jahra 24558830, 97509063; Aware Center 25335260, 25335280



# Pichi-Pichi

*Ang Pichi-Pichi ay isa sa mga paboritong panghimagas ng mga Pilipino. Ito ay gawa sa niyog at cassava o kamoteng kahoy. Ito ay isa sa mga paboritong ihanda sa mga salu-salo o kahit sa mga ordinaryong araw lamang. Ang pagkaing ito ay nagmula sa probinsya ng Quezon.*

*Mga Sangkap*

*1 ½ (isa't kalahating) tasa ng ginayad na cassava*
*1 (isang) tasa ng asukal*
*1 (isang) tali ng dahon ng Pandan o ilang patak ng pandan essence sa isang tasa ng tubig*
*½ (kalahating) kutsarita ng lihiya*
*Ginayad na niyog*

*Proseso sa paghahanda ng pichi-pichi:*

*Pagsamahin ang asukal at tubig na nilagyan ng pandan, haluin ito hanggang matunaw ang asukal.*
*Pagkatapos, ihalo ang cassava at ang lihiya ng papatak patak hanggang sa mahalo itong mabuti.*
*Ilagay ang mga hinalong sangkap sa isang molde o lalagyan at ilagay ito sa steamer at hayaan roon hanggang ito ay maluto.*
*Habang mainit ito i-scoop ito at pagulungin sa ginayad na niyog.*
*Maaari itong kainin habang ito'y mainit o kahit ito'y malamig.*

# Ang Pamanang Kuwaiti



“Sleeping At The Roof”
Noong araw, bago ang mga instalasyon ng koryente sa mga kabahayan, ang mga Kuwaiti sa panahon ng tag-init ay natutulog sa bubong ng kanilang bahay upang matamasa ang malamig na simoy ng hangin. Ang larawan ay nagpapakita din ng isang modelo ng bagdeer (wind tower, lagusan ng hangin papasok sa loob ng bahay)
Ipininta ni Ayoub Hussein Al-Ayoub, isang kilalang pintor sa bansang Kuwait.
Mula sa aklat na pinamagatang The Kuwaiti Heritage.